# PAG SISIYAM

SA

MALOUALHATING POON

# S. DIEGO DE ALCALA

*Tinagalog ng isang devoto niya*

Con las licencias necesarias.

MANILA

TIP. DEL COLEGIO DE STO. TOMAS.

1909.

# PAG SISIYAM

SA

MALOUALHATING POON

# S. DIEGO DE ALCALA

*Tinagalog ng isang devoto niya*

Con las licencias necesarias.

MANILA

TIP. DEL COLEGIO DE STO. TOMAS.

1909.

Ang carapatdapat na Obispo sa Nueva Cáceres D. Fr. Bernardo de la Concepción, nag caloob sa sino-mang mag dasál nitong pag sisiyam sa mahal na Poon S. Diego, nang apat na poung arao na capatauarán sa bauat isang arao na dasalin.

Nang ito,i, ipagcaloob ay icatlong arao nang Junio nang taong sanglibo ualong daan dalauang pou at tatlo.

# PAG SISIYAM

SA MALOUALHATING POON

# S. DIEGO DE ALCALA

Cun nalolohód na sa haráp nang isang Altar, ó larauan nang Poon San Diego de Alcalá, ang loob ay isasa Dios na caniyang icaharáp nang lubós na capacumbabaan, at boong galang, at cun maihain na ang lahat niyang manḡa panalanḡin, manḡa uica,t, gauá, sampong manḡa panimdim, sa lalong caloualhatian nang Dios at nang manḡa Angeles at Santos sa Lanḡit, ay mag tandá, at dasalin nang taimtim sa loob ang Panḡinoong cong Jesucristo, etc.

Pagca tapos, ay isosonód ang panalanḡin na gagauin sa arao arao.

## PANALANḠIN.

Ó maloualhating Poon San Diego de Alcalá, cun baga madarapat sa caloual-

hatian nang Dios at sa capurihán mo, na aco,i, magcamit nang ninanasa co,t, dinadalangĩn dito sa pag sisiyam na ito, ay hingĩn mo sa Pangĩnoong Dios, na ipagcaloob sa aquin, at cun hindi, ay pag touirin mo ang panalangĩn co, at nang pacundangãn sa iyo, aco,i, pagcalooban nang maguin dapat sa aquin, sa caloualhatian niya, at paquinabang nang caloloua co. Siya nauá.

## UNANG ARAO.

Dito sa unang arao, ay gunamgunamin mo ang daquilang cababaan nang loob, at pagca quilala ni Poon San Diego de Alcalá, na siya,i, isang hamac, na dahilan dito,i, siya niyang ipinag camit nang tunay at lubós na pagca quilala sa Pangĩnoong Dios doon sa cataas-taasang lagay. Ipasalamat mo sa Dios ang biyayang ito. Dadasalin mo ang panalangĩng sumusunód.

## PANALANGĨN

Dios at Pangĩnoon nang mangã Angeles at nang lahat mong quinapál, alang-alang doon sa puspós na cababaan nang

loob ni Poon San Diego de Alcalá, pinagcalooban mo siya na icao ay maquilala doon sa cataas-taasang calagayan mo. Aco,i, nagpapasalamat sa iyo na ualang hangán dahil sa biyayang ito, tuloy nag aamo-amo, na pacundañgan sa caniyang mañga carapatán, ay pagcalooban mo nang calinisan nang caloloua,t, catauan, nang maguing dapat catang tangapin sa mahal na Santísimo Sacramento, tuloy purihing ualang humpay doon sa caloualhatian: at pacamtán mo naman sa aquin ang dinadalañgin co dito sa pag sisiyam na ito sa lalong capuriha,t, caloualhatian mo, at cagalingan nang caloloua co. Siya nauá.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong Maria, at Gloria Patri.*

**ICALAUANG ARAO.**

. Dito sa icalauang arao, ay pag nilayin mo ang cataasang pag-gugunamgunam sa Dios nang maloualhating Poon San Diego de Alcalá, na dahilán dito,i, naguing dapat siyang maagapay sa cataasan nang Dios, na ang boong caniyang ninanasa ay masonód sa lahat na bagay

ang sa Dios na casanto santosang caloob-an. Magpasalamat ca sa carapatang ito. Dasalin mo ang panalangĩn masusunód.

## PANALANGĨN.

Dios at Pangĩnoon nang mangĩa Arcángeles at nang boong sanglibután, na sa cataasan nang pag gugunamgunam sa iyo nang maloualhating Poon San Diego de Alcalá, ay ipinagcaloob mo sa caniya ang biyayang paquiquiagapay sa iyo: aco,i, nag papasalamat sa biyayang ito, tuloy nag aamo-amo na pacundangĩan sa mangĩa carapatán niya, ay ual-in cong halagá ang dilang lamán bayan dito sa lupa, at icao na lamang ang nasain co; at ipagcaloob mo naman sa aquin ang sariling hinihingĩ co sa pag sisiyam na ito, na dapat sa capurihán at caloualhatian mo, at paquinabang nang caloloua co. Siya naua.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María, at Gloria Patri.*

———

## ICATLONG ARAO.

Dito sa arao na ito,i, gunamgunamin mo ang manigas, at buháy na pananampalataya sa Dios nang Poon San Diego, nasiya niyang ipinag camit nang capangyarihan nang pag hihimalang caguilaguilalás. Ipag pasalamat mo sa Dios itong caloob na ito. Dasalin mo ang panalang̃ing susunód.

### PANALANG̃IN

Dios na Pang̃inoon nang mang̃a Principados at nang lahat na nacaquiquita, at hindi na quiquita na sa maning̃as at buháy na mapag sampalataya sa iyo nang maloualhating Poon San Diego, nag pacarapat cang pinagcalooban mo siya nang biyayang pag hihimalá, ó pagpapaquita nang mang̃a gauang caguilaguilalás at catacatacá. Pinasasalamatan cata nang ualang hangan dito sa caloob mong ito, at nag aamo-amo, na mag dalitá ca, pacundang̃an sa caniyang mang̃a carapatán, ay ipagcaloob mo sa aquin ang buháy at totoong pag sampalataya, na cun sampalatayanan quitang matibay,

sampon nang lahat na pinasasampalatayanang ipinag-uutos sa aquin nang Santa Iglesia, maguin dapat acong humalic sa mañga paá mo, mag parating man saan doon sa caloualhatian, at ipagcaloob mo naman sa aquin ang sadyang dinadalañgin co dito sa pag sisiyam na ito, dapat sa capuriha,t, caloualhatian mo at paquinabang nang caloloua co. Siya naua.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María, at Gloria Patri.*

## ICAAPAT NA ARAO.

Dito sa icaapat na arao, ay gunamgunamin mo ang matibay na pag asa at pananalig sa Dios nang maloualhating Poon San Diego de Alcalá, na siya niyang ipinagcamit nang caniyang hinihintay, ipasalamat mo sa Dios ang caloob na ito. Dasalin mo ang panalañging masusunód.

## PANALAÑGIN.

Dios at Pañginoon nang mañga Potestades at nang lahat na quinapál, alang-alang sa matibay na pag asa, at panana-

lig sa iyo nang maloualhating Poon San Diego, nag pacarapat cang pinacamtán sa caniya hindi lamang ang iyong caloualhatiang, cun di sampon naman nang lahat na hiniñgi niya,t, idinaying sa iyo, ay ipinagcaloob mo. Aquing ipinagpapasalamat sa iyo, Dios co, itong caloob na ito, at ipinag aamo-amo co, na magdalitá ca,t, alang-alang sa caniyang mañga cabanalan ay ipagcaloob mo sa aquin ang matibay na pananalig na ipagcacamit co nang capatauarán nang mañga casalanang co, nang ipag diuang cong ualang humpay doon sa caloualhatian sa Lañgit ang mañga aua mong di matapus-tapus; at ipagcaloob mo namah sa aquin ang sariling hinihiñgi co sa iyo dito sa pag sisiyam na ito, cun dapat sa mahal na cagalañgan at caloualhatian at cagalingan nang caloloua co. Siya nauá.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María, at Gloria Patri.*

## ICALIMANG ARAO.

Dito sa icalimang arao, gunamgunamin mo ang malaquing pagca ibig sa Dios

ni Poon San Diego,na sininta niyang taimtim sa caniyang puso, at gayon din ang caniyang capoua tatuo. Ipagpasalamat mo sa Dios sa pagca nag pacarapat ipinagcaloob sa caniya ang totoong maniñgas na pag sinta. Dasalin ang panalañging susunód.

## PANALAÑGIN.

Dios at Pañginoon nang mañga Virtudes at nang lahat na matatapus, na sa malaquing pagsinta nang Poon San Diego sa iyo, at sa capoua tauo niya, nag pacarapat ca na icao ay ibiguing ualang catapusán doon sa caloualhatian sa Lañgit, aco,i, nag papasalamat sa iyo, Dios co, dito sa caloob mong ito, at dinadalañging co sa iyo, na sa mañga carapatán niya,i, ipagcaloob mo sa aquin na sintahin co ang iyong pagca Dios, hangan doon sa bayang calañgitan, at ipagcaloob mo sa aquin ang sariling hinihiñgi co sa iyo dito sa pag sisiyam na ito, dapat sa lalong capurihán at caloualhatian mo, at paquinabang nang caloloua co. Siya naua.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María. at Gloria Patri.*

**ICAANIM NA ARAO.**

Dito sa arao na ito,i, iyong gunamgunamin ang mang̃a cabanalang caguilaguilalás na guinaua nang maloualhating Poon San Diego dito sa ibabao nang lupa, na siyang daan ipinagcamit niya sa Dios nang totoong carunung̃an, na sa macatouid baga ay ang tacot sa Dios, ipagpasalamat mo sa Dios ang pagcacaloob niya cay San Diego nitong mataas na biyaya. Dasalin ang panalang̃ing susunód.

PANALANG̃IN.

Dios at Pang̃inoon nang mang̃a Dominaciones at nang lahat na mang̃a Elemetos, na dahilán sa mg̃a caguilaguilalás na mang̃a cabanalang guinaua nang maloualhating Poon S. Diego, boong siya,i, nabubuhay pa dito sa mundo, nag pacarapat ca na ipinagcaloob mo sa caniya ang biyaya nang totoong carunung̃an. Aco,i, nag papasalamat sa iyo, Dios co, dito sa mataas na caloob mo, at ini-aamo

co sa iyo, alang-alang sa manga carapatán niya na ipagcaloob mo sa aquin na aco,i, matutong mag bigay loob sa iyo, at pagsilbihan cata sa lahat nang bagay; at nang pagca tapus, ay maguin dapat maquita cata magparating man saan sa caloualhatian nang Langit; at gayon ding ipagcaloob mo sa aqnin ang sariling hinihingi co dito sa pag sisiyam na ito na dapat sa capuriha,t, calouahatian mo, at cagaliagan nang caloloua co. Siya nauá.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong Maria. at Gloria Patri.*

**ICAPITONG ARAO.**

Dito sa arao no ito,i, iyong pag bulaybulayin ang malaquing pananatili nang Poon San Diego de Alcalá sa mataas na paggugunamgunam sa Dios, na siyang ipinag camit niya nang biyayang iquinasáma niya sa Dios doon sa caloualhatian nang Langit. Mag pasalamat ca sa Dios sa pag tatanghál niya cay S. Diego sa cataasang calagayan. Dasalin ang panalanging susunód

# PANALANGĨN.

Dios at Pangĩnoon nang mangã Tronos at matataas sa Langĩt, na sa malaquing pananatili nang Poon S. Diego sa mataas na pag gugunamgunam sa iyo, nag pacarapat cang ipinagcaloob mo sa caníya yaong biyaya na paquiquisama sa iyo. Aco,i, nag bibigay sa iyo nang ualang catapusang pasalamat dahil sa caloob na ito, at ini-aamo co, sa iyo, pacundangãn sa mangã carapatán at pamag-itan niya, ipagcaloob mo sa aquing na aco,i, manatiling palagui sa iyong mahal na gracia, nang maguin dapat camtán quita na ualang catapusán doon sa caloualhatian; at ipagcaloob din sa aquin ang sariling dinadalangĩn co sa iyo dito sa pag sisiyam na ito, dapat sa cagalangãn at loualhatian mo, at cagalingãn nang caloloua co. Siya nauá.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María, at Gloria Patri.*

---

## ICAUALONG ARAO.

Dito sa arao na ito, iyong pag bulay-bulayin ang malaquing pag ayon sa calooban nang Pang̃inoon Dios ni Poon S. Diego na siyang daan nang maraig niya ang caniyang mang̃a caauay nang totoong calacasan ipinag camit niya nang huling catapusán. na siyang iguinauá sa caniya, Mag pasalamat ca sa Dios, sa pagca,t, pinagcalooban siya nang isang catapang̃ang lumalo sa iba. Dasalin ang panalang̃ing susunód.

### PANALANG̃IN.

Dios at Pang̃inoon nang mang̃a Querubines. at carunung̃ang ualang catapusán, na sa daquilang pag ayon nang Poon S. Diego sa casanto santosang calooban mo, pinacamtán mo sa caniya ang biyaya nang calacasan na lumalo sa iba. Aco,i, nag papasalamat sa iyo dito sa caloob mong ito, at idinadalang̃in co sa iyo, alang-alang sa mang̃a cabanalan niya, na pagcalooban mo aco nang isang malacás na catapang̃an, at cun maraig co at manalo aco sa lahat na caauay

co, maguin dapat na purihin catang ualang humpay doon sa caloualhatian, at pacamtán mo sa aquin ang sariling idinadalangin co sa iyo na dapat sa cagalingan at caloualhatian mo, at paquinabang nang caloloua co. Siya nauá.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong Maria, at Gloria Patri.*

## ICASIYAM NA ARAO

Dito sa cotapusang arao, ay iyong gunamgunamin ang malaquing pag titiis ni Poon S. Diego sa manga hirap niya,t, sáquit, na siyang daang ipinagcamit niya niyong capayapaan. Ipagpasalamat mo sa Dios, sa pagca nag pacarapat na dinalá niya sa caloualhatian sa Langit. Dasalin ang panalanging susunód..

## PANALANGIN

Dios at Panginon nang manga Serafines, at nang ua ang catapusan pagsinta, na sa pag titiis nang maloualhating San Diego, nag pacarapat cang ibilang mo siya sa manga Santos mo. Aco,i, nag

papasalamat sa iyo nang ualang catapusán dahil dito sa carapatang ito, at idinalangin co sa iyo, alang-alang sa manga Misterios at pamamagitan niya, ipagcaloob mo sa aquin ang pag titiis na lalo sa lahat, nang madalá co ang manga cahirapang co, na ayunan co sa lahat nang bagay ang casanto santosang calooban, at nang quita,i, sintahin mag parating man saan doon sa caloualhatian; at ipagcaloob mo sa aqin ang sariling hinihingi co sa iyo sa pag sisiyam na ito, dapat sa cagalangan at caloualhatian mo, at paquinabang nang caloloua co. Siya nauá.

*Tatlong Ama namin, tatlong Aba Guinoong María, at Gloria Patri.*

# DALIT
# SA POONG SAN DIEGO.



Aba Poon Santong mahal
na puspós nang calinisan
at lubós na catipunan
nang ligaya,t, cabanalan.
Ang Dios Haring totoo,
ay iniibig cang catoto:

*Aba Poong S. Diego*
*cami po,i, idálañgin mo.*

Linisan mo at iniuan
sa lupang caguinhauahan,
at pinag hanap mong tunay
ang langit na caharian.
Ang damit na inibig mo
ay ang sayal na ábito:

*Aba Poong, etc.*

Cami ay dumadalañgin
at sa iyo,i, dumarayíng,
na cami iyong amponin
sa masamang sasapitin.
Caming lahat mong devoto
ay tumatauag sa iyo:

*Aba Poong, etc.*

Icao ang inaasahan
naming devoto mong tanan.

at iba pang dumaralao,
na cami ipag sangalang.
Sa dilang paraya,t, tucsó
nang dili cami matalo:

*Aba Poong, etc.*

Pintacasing tinatauag
icao nang tanang obejas,
pananalig ny matapát
nang may saquit at may hirap.
Caya cami ay dinguin mo
na dumaraying sa iyo:

*Aba Poong, etc.*

At ang maraming may damdám
sa saquit ay dumaratay,
cung icao ang panaligan
ang guinhaua,i, quinacamtán.
Ito,i, dating caloob mo
sa napa-aampon sa iyo:

*Aba Poong, etc.*

Taga rito,t, ibang bayan
na mahihinang catauan,
ang pag nanasa,i, mataman
nang sa iyo ay pag dalao.
Nanañalig na totoo
sa pagca maauain mo:

*Aba Poong, etc.*

Ling̃onin mo cami nang aua
at tulong mo pong daquila,
gayon din ang mang̃a duc-ha,

manga bulág at salantá.
Pag ibig ay ituro mo
cami sa capoua tauo:

*Aba Poong, etc.*

Pucauin ang aming loob
sa manga duc-ha,i, umirog,
caauaa,t, bigyang limós
para nang iyong pasonód.
Nang icao ay religíoso
sa órden ni S. Francisco:

*Aba Poong, etc.*

Nang icao nama,i, utusan
nang puno mo na nag halál,
sa Canariang capuloan
tinupád mong malumanay.
Doon ang manga aral mo
napatanyag na totoo:

*Aba Poong, etc.*

Aral mo,i, nang matalastás
sa capuluang Canarias,
marami ang idolátras
na pauang nag si pag binyag.
Tubig nang Santo Bautismo
hiningi nang madlang tauo:

*Aba Poong, etc.*

Loob mong pinacababa
pag sisilbi sa may gauá
ituro sa aming pauâ
at nang maguing dapat nauá.

Caming tumulad sa iyo
ang, loalhati ay natamó:

*Abx Poong, etc.*

Iadya mo itong bayan
sampon nang devotong tanán,
sa salot at capang̃aniban,
gutom, iba pang casam-an.
Ipag sangalang sa tucsó
nang caauay na demonio:

*Aba Poeng, etc.*

Pag asa,i, mananatili
mang̃a obejas mong yari,
sa aua mo pong parati
ang icao ng̃a,i, pintacasi.
Sa amin ay iling̃ón mo
ang maauaing matá mo:

*Aba Poong, etc.*

Aba Poong Santong mahal
na puspós nang calinisan
at lubós na catipunan
nang ligaya,t, cabanalan.
Ang Dios haring totoo,
ang iniibig cang catoto:

*Aba Poong S. Diego*
*cami po,i, idalang̃in mo.*

———

## ANTIPHONA.

Ang mĝa cababalaghang gaua nang catauan ni S. Diego, ay ang manĝa binĝi ay naca rinĝig, ang manĝa pipi ay naca panĝusap, ang manĝa masasactin ay gumagaling, ang manĝa demonio,i, pumapanao sa manĝa catauan nang taong pinamamahayan, at ang manĝa may saquit na malubhang inaabót na nang camatayan, ay pinagsasaulán nang buhay.

℣. Ipanalanĝin mo cami mapalad na S. Diego.

℟. Nang cami maguing dapat magcamit nang manĝa panĝaco ni Jesucristo.

## PANALANĜIN.

Dios na macapangyarihan sa lahat, na ualang catapusán, na sa caguilaguilalás na laláng inihalál ang manĝa mababa sa mundo nang malinlang ang

mañga matataas; pagcalooban mo cami nang cababaan nang loob, nang sa mañga maauaing panalañgin nang mapalad na Confesor mo na si S. Diego, ay maguing dapat cami na iyong itaas sa Graciang palagui doon sa Lañgit, alang-alang cay Jesucristong Pañginoon. Siya nauá.

LAUS DEO